Salin

ni S. G. Kalderón.

# TATLONG BILIN NG̃ ISANG AMÁ

I. Hwag kang makisama sa kanino mang pinunò na dî mo lubhang kilala;

II. Alalahanin mo, na kahi ma't pinakákasinta mong maigi ang iyong asawa, ay hwag mong pagtitiwalaan kaylan man ng̃ ano mang lihim na ikapapahamak ng̃ iyong buhay; at

III. Hwag kang mag-aampon kaylan man sa iyong bahay ng̃ anák-anakang dî mo tunay na anák.

MAYNILA

Limbagan ni Juan Fajardo

DAANG CARRIEDO, BLG. 101

HUNYO, 1910.

# PAUNAWÀ

## Kung Salapî ang kailangãn

Paroon kayó sa **Bahay ñg Sanglaan,** daang General Izquierdo Blg. 399, kanto ng̃ daang Diaz, purok ng̃ Trozo, Tondo, at doon hahalagahang mabuti ang inyong alahas, mákina ng̃ pananahî, ng̃ pangsulat, fonógrafo, at ibang kasangkapan na may halaga, at ang tubong sinisingil ay ang sumusunod:

Sanglang 1 piso, 4 céntimos ang tubò.

Sanglang 100 piso, 3 céntimos ang tubò bawa't piso.

Sanglang 200 piso, 2 at ½ céntimos ang tubò bawa't piso.

Sa malaking halaga ay lalong mababà.

Bukás sa lahat ng̃ araw, kahi't pista at Linggo.

Maynilà, 1.o ng̃ Abril ng̃ 1910.

**ENGRACIO DE ASIS**

**May Pasanglaan.**

Sal'n
ni S. G. Kalderón.

# TATLONG BILIN NG̃ ISANG AMÁ

I. Hwag kang makisama sa kanino mang pinunò na di mo lubhang kilala;
II. Alalahanin mo, na kahi ma't pinakákasinta mong maigi ang iyong asawa, ay hwag mong pagtitiwalaan kaylan man ng̃ ano mang lihim na ikapapahamak ng̃ iyong buhay: at
III. Hwag kang mag-aampon kaylan man sa iyong bahay ng̃ anák-anakang di mo tunay na anák.

MAYNILÀ
Limbagan ni Juan Fajardo
DAANG CARRIEDO, BLG. 101
JUNIO, 1910.

# TATLONG BILIN

NG̃

# Isang Amá

Noong unang dako ay may isang magiting na manggagamot sa Swes. Ang pañgalan ay Sasán at may isang bugtong na anák na nagnga ngalang Sinabad. Palibhasa't si Sasán ay totoong bantog ay nagkasalapî at yumaman sa gayong hanapbuhay, na tuloy napaturùan niya ang íisaisang minúmutyâ niyang anák: at sapagka't siya niyang ipinag-

kasalapî, ay siya ring iniamukî sa kanyang anák, na mangyaring hiligan ang karunungang iyan; ngunì't bukod sa walâng hilig si Sinabad sa ganyang karununga't hanap-buhay na iniyaman ng kanyang amá, ay may akalà pang, sa kanya'y hindî na kailangan ang maghanap buhay; sapagka't sukat sa maiiwan ng kanyang amá ay sapát niyang ikabuhay hanggang sa oras ng kanyang kamatayan.

Ni ang mga himok, ni ang mga balà ng amá niya ay dî nakabagbag ng kanyang loob: na ano pa't dinamdam na malabis ng amá hanggang sa ipinagkasakít at tuloy idinalî ng buhay.

Noong malapit nang ma-

mamatay ay tinawag siya, at nagsabing:

—«Anák ko,»—aniya,—«yamang dî mo ako pinagbigyang loob sa boong panahon ng̃ aking buhay, ay dini man lamang sa oras ng̃ aking kamatayan ay dinggin mo ako, na iyong gaganapin ang tatlong bagay na ipagbibilin ko sa iyo, at pakikinabang̃an mong maigi. Isumpâ mo sa akin, sa ng̃alan ng̃ Koran, na kaylan ma'y dî mo lilimutin.»

Si Sinabad ay umiiyak na sumumpâ, at nagpatuloy ang amá ng̃ pagsasabing:

—Iniiwanan kita ng̃ sukat na kayamanan at marahil ay labis pa, na sapat mong ikabuhay ng̃ tahimik. Sikapin mo ng̃â, giliw kong Sinabad, na hwag masayang; data-

pwà't kung sa ano mang sakunâ ay sakalìng máparìwarà ay hwag kang makìsama sa kanino mang pinunò na dî mo lubhâng kilala; alalahanin mo na kahi ma't pinakakasinta mong maigi ang iyong asawa, ay hwag mong pagtitiwalàan kaylan man ng̃ ano mang lihim na ikapapahamak ng̃ iyong buhay; at sakâ, hwag kang magaampon kaylan man sa iyong bahay ng̃ anák-anakang dî mo tunay na anák.

Halos kapasúsumpâ pang mulî kay Sinabad, sa ng̃alan ng̃ Koran, na gaganapin niya ang tatlong biling ito, ay siyang pagpikit ng̃ matá at paghayin sa anghel ng̃ kamatayan. Ang pagpanaw ng̃ isang amá ay totoong kasakitsakit sa loob: gayon ma'y walâ siyang náisip ga-

win liban sa ilibing niya ang kanyang amá ng̃ karapat-dapat sa taglay na karang̃alan.

Ng̃ máilibing na ay násumpung̃an niya sa ibabaw ng̃ kanyang dulang na sulatán ang salin ng̃ pahimakás na pasiya ng̃ kanyang amá, na ginawâ sa bahay ng̃ Kadí ó hukom. Doo'y nátatalâ na isinasalin sa kanya ang lahat ng̃ kanyang yaman, liban na ang muntîng halamanan na nasa labas ng̃ Swes, na may isang kaigihang bahay sa dulo noon, na ayaw ipagbilí niya yaon kaylan man sa ano pa mang dahilan.

Hindî naman pinansin ni Sinabad ang bagay na yaon, sapagka't ipinalagay niyang walâng gasinong kabuluhán. Walâ siyang ini-

sip, kungdî alamíng maigi ang mğa pag-aaring naiwan sa kanya, at umaabot nğ kulángkuláng na isang yutàng sekyeng gintô, maraming diamante na lubos nğ iigi at mğa kasangkapang nag iinaman. Nğ siya'y makálabás nğ bayan ay inangyayahan niya ang kanyang walong kaibigan. Bawa't isa'y binigyan niya nğ isang aliping babae na lubós nğ gagandá, at sampûng araw na pinagpigíl niya sa kanyang bahay, at sakâ pa mandin pinabaunan niya nğ saganà: ano pa't sa gayong alibughâng pamumuhay, ay dî sumapit ang dalawang taón at nawalán siya nğ salapi't kaibigan, noong mğa kaibigangsusunodsunod sa kanya, na nangag-udyok na ipag-

bilí niya ang kanyang mğa hiyas at kasangkapan, na untî untî naman niyang ipinagbilí ng ayon sa halaga at sampû pa ng mğa bahay na iniwan ng kanyang amá, liban na yaong halamanang kábilinbilinan na dî niya máipagbibili. Sa kátapustapusan ay walâng naiwan sa kanya liban na sa mğa suot sa katawan at isang *halkon* (ibong mangdadagit) na panghuli ng ibon.

Nğ máhalatâ na ng mğa kaibigan niya ang kanyang kahirapan ay pinag iwanan siya, liban na sa isang naawà na siya'y binigyan ng sampûng sekye

May dalawang araw na siyang hindî kumakain, at tinanggap ngâ niyang parang hulog ng langit, at sa kahihiyan niya sa gayong

pamumuhay, ay tinungo niya ang doongan ng̃ Swes, at inisip niyang lumulan sa unang sasakyang mátagpûan. May násumpungan naman siyang patungo sa Adel; at sapagka't may nálalabi pa sa kanyang kaontîng salapî ay namilí ng̃ mg̃a mababáon. Siya'y naglayag na dalá ang kanyang *halkon*, at nakarating sa Adel ng̃ walâng ano mang sakunâ.

Sa sampûng sekyeng ibinigay sa kanya ay walâ nang nátitira kungdî tátatlo. Pinasiyahan niyang hwag masayang, at kanyang ipinaghanap buhay ang dalá niyang halkon. Siya'y mahilig magturò sa mg̃a ibon, at ang alagà niya'y totoong nápakagaling, na naturùan niyang hwag pumatay ng̃ máhuhuli, kungdî bulagin

lamang: anopa't nahuhuli niyang buháy. Walâng araw na dî siya nangingibon, palibhasà't siya nilang ikinabubuhay ng isang abâng matandâng babae na pinanunuluyan niya.

Araw-araw ay dinádalá niya sa katiwalà ng harì ang kanyang nahuhuli, na binabayaran naman ng mahal, at sa pagkámanghâ ng katiwalà sa sinabi niya tungkol sa kanyang ibon, ay isinaysay sa harì.

Ang harì na totoong mahilig sa pangingibon ay ipinatawag siya, at sinabing ibig makita ang lipad at panunukâ ng kanyang *halkon*, kayâ't ipinakabilin na hwag dî dalhin kinabukasan ng umaga. Kanyang dinalá at ang harì ay nápahangà sa liksí, bilís at

pagkamasunurin noon: ano pa't agad itinanong sa kanya kung magkano ipagbibilí.

—«Pañginoon ko»,—ang sagot niya,—siya na lamang pong nálalabi sa mahigit na dalawang daang libong sekye na ipinamana sa akin nğ nasirà kong amá. Ang hayop pông ito ang siya lamang nagpapakain sa akin, mulâ pô nğ ako'y mápasa ganitong kahirapan; nğunì't yamang nápusùan nğ iyo pong ka mahalan, ay ibinibigay ko pô sa iyo sa magkano man ang ipagkaloob mo pô sa akin.»

Siya nğâ'y agad pinabigyan nğ dalawang pûng libong sekye, bukod pa sa inampon siya sa palasyo at inilagay siyang pañgulong máñgiñgibon. Námahal siyang totoo sa harì at sa kauntîng panahon ay pinagkalooban siya

ng dî kawasàng karangalan at hanggan sa ginawâ siyang pangulong Bisir at tangìng katiwalà.

Sinasamahan niya ang harì araw araw sa pangingibon, na siyang libangan nito, at kaylan ma'y dî niya hinihiwalayan liban na kung kasama ng kanyang mga babae.

Isang araw, anáng harì sa kanya: Anong mangyayari sa akin, giliw kong Sinabad, kung ikaw ay máhiwalay sa akin, eh ikaw lamang ang karaniwang nagbibigay sayá dini sa pamumuhay?»

«Panginoon ko,» —ang tugón niya,—«ang lingap ng matataas na tao ay hindî parating maáasahan. Ngayo'y walâ akong pagkasiyahan sa iyo pong palingap; ngunì't dî malayòng bukas makalawa'y nápapapangaw iríng mga

paa sa utos din ng̃ iyo pong kamahalan.»

«Hindî, hindî, bisir»—ang paklí ng̃ harì,—«hwag kang matakot, mamahalin kita sa boong buhay ko, at upáng magkálapit pa kitang lalò at malimutan mo nang lubos ang iyong lupàng tinubùan, ay ipakakasal kita sa isa sa mg̃a kapatid kong dalaga. Ako'y may tatlong kapatid na labis ng̃ gaganda, ibig kong sila'y makita mo, na hwag nilang máhalatâ sa ano pa man, at kung walâ ka pang katipan ay ibig kong bukas din ay magíng asawa mo yaong máhirang mo sa kanila.»

Siya'y nagpatirapâ sa paanan ng̃ harì at napipi sa gayong parang̃al; ng̃unì't siya'y itinindig, niyakap na maigi at ipinagsama sa silid-harì,

na doon siya pinapagkublí sa isang dako, at sakâ ipina tawag ng̃ harì ang kanyang tatlong kapatid na dalaga.

Agad namang nasunod ang utos ng̃ harì, at sa sang·dalî ay nakita niyang nasok ang tatlong dalagang walâng kasing ganda, at nang̃aglililiwanag na parang bwan.

Nakipagsalitàan ang harì sa kanyang mg̃a kapatid ng̃ tungkol sa kung anó-anóng bagay, at ng̃ mang̃akaalis na ay tinawag niya si Sinabad sa dakong pinagkublihan, at pinagsabihan niyang:

— «Ano, minamahal kong *bisir*, ¿alin ang nápusùan mo sa tatlo kong kapatid na dalaga?—»

—«Ah, pang̃inoon ko,» —aniya,—«ang iyo pong mg̃a kapatid ay paraparang magaganda, na dî ko pô agad

masasabi sa madalîng panahon. . . . .»

—«Hindî, hindî,»—ang paklí ng̃ harì—«may isa kang nápusùan sa kanila. Sabihin mo sa akin, na ipagkakaloob ko sa iyo ng̃ boong pusò at ibig kong ipahayag mo sa akin ang boong nasa sa loob mo.»

—«Pang̃inoon,»—ang tugon niya,—«yamang pasiya pô ng̃ iyong kamahalan, ay sasabihin ko pô na ang nápusùan ko'y ang bunsô; ng̃unì't yamang may pagling̃ap ka pô dini sa inyong lingkod, ay mangyari pô sanang huwag sa sápilitan, kungdî rin lamang sa talaga ng̃ loob niya.»

—«May kahirapan,»—ang sabi ng̃ harì,—«datapwà't ibig kitang pagbigyang loob.» At pagdaka'y sinugò ang pa-

ngulo ng̃ mg̃a bating, na ipinatawag si Bu Sem Ghir, na siyang pang̃alan ng̃ prinsesang nápusùan: at pagharap ay niyakap ng̃ harì at binatì ng̃ ganitong:

—«Giliw kong Bu Sem Ghir, ibig kong mag-asawa ka na; ng̃uni't dî ko ibig na pilitin ang iyong kalooban. Ang bisir Sinabad, na nárito, ay siya kong nápusùang maging asawa mo, ng̃unì't ayaw siyang ikaw ay pilitin, kungdî sa talagá ng̃ kaloobang mo. Iiwan, ng̃a kita rito sa kanya, pakaisipin mong magalíng, bago ka sumagot, at sa ano pa man naman ang magíng kasagutan mo, ay hwag kang mag-alalang ipagdadala kong galit sa iyo.»

Ang harì ay lumabas at iniwan sa pintûan ang

pangulo ng̃ mg̃a bating.

Noon naman ay ipinahayag ni Bu Sem Ghir sa pananalitâng nápakatamis, na ang boô niyang kagingha·wahan ay ang maging asawa niya siya, at inulit ulit niya kay Sinabad na ang tapat niyang pagtugon sa kanyang pag-ibig ay hindî sanghî sa pagtalima niya sa harì, kungdî talagang tibok ng̃ sarili niyang kalooban. Ganito siya nag-asawa, na dî masayod sa kasakdalan, at patí ng̃ mg̃a tao sa Adel ay nákabahagi niya sa kanyang kapalaran, dahil sa ginaanan tuloy ng̃ harì ang mg̃a bwis na dating inia atang

Ng̃ makaraan na ang ilang bwan at magdalang tao si Bu Sem Ghir ay lalò niyang pinakasinta; ng̃unì't

ang kasayahan niyang ito'y agad nanĝulimlim, dahil sa isang pagkakádapâ ay nasaktan nĝ malubhâ, at hanggang sa inakalà nilang mamamatay sa panĝanĝanak; nĝuni't salamat na lamang at sa malabis na pag-iinĝat ay nakaligtas din. Limang taón ang nagdaang sila'y walang anák, at anáng lahat nĝ manggagamot sa Adel ay dî na magkakaanak ang kanyang asawa.

Ang bagay na ito ay totoong ikinamanglaw ni Bu Sem Ghir, na sapagka't dî magkasiya sa kanyang loob ay tinawag niya ang kanyang asawa isang hapong sila'y nag-iisa, at aniya'y:

«Sinabad, yaman din lamang tayo'y kulang-palad na magkaanak, kalamayin nĝâ natin itong ating abâng

kalagayan at arìin nating anák si Roumy (na anák na lalaki ng̃ isang aliping babae nilá), na apat na taón pa lamang ay puspos na ng̃ katalinuan.

Sa pag-ibig ni Sinabad na lagì niyang mapagbigyang loob ang kanyang asawa ay sinang-ayunan niya itong isipan ni Bu Sem Ghir, sa pahintulot ng̃ harì ng̃ Adel. Ginawâ ng̃â nilang anák-anakan si Roumy at pinaturuang maigi.

Noong maglalabing anim na taón nang kinikilala siyang amá ni Roumy, at walâ namang ibinibigay sa kanyang samâ ng̃ lóob, ay siyang pagsaalala niyang mulî noong mg̃a pahimakas na salitâ ng̃ amá niya na ipinasumpâ sa kanya sa ng̃alan ng̃ Koran, at

sapagka't walang nangyari sa kanyang ano man ay nápahalakhak siya ng̃ tawa.

—«Ang matatandâ ay ulian na, ang siya niyang násabi sa sarili. «Inubos ko ang aking tanang tinatangkilik. tumiwalà ako sa isang haring dî ko lubhang kilala; at ¿may masasabi pa kayâ ako? Subalì ay walâ nang kapalarang nápakasakdal na gaya ng̃ magíng *bisir* at bayaw ng̃ isang makapangyarihang harì na laging kumupkop sa akin? — Inarì kong anák si Roumy, gayon mang ipinagbawal sa akin ni amá; ¿ano pa ng̃ang máidadaing tungkol sa batang ito, na lálabing limang taón pang gulang ay nagpapakilala na ng̃ di kawasang katalinuan, at siya kong inaasahang tí-

tiñgin sa akin sa ibang araw?—Hindî, hindî: hindî ñgâ marapat sunding lagì ang kalooban ñg ating mña magulang, at lalò pa kung sumasapit sa isang gayong gulang, na, sa sarili ay dî makapamahalà, gaano pa ñgâ sa iba.»

Siya ñga'y nákatulog pagkapawì noong mña nágunitâ niya, at sapagka't mulíng sumaisip niya isang umaga ay kanyang násabing:

— «Náito ang dalawang bilin ñg aking amá na dî ko sinunod; at gayon ma'y walang nangyari sa aking ano mang kapahamakan: títikman ko ñgâ sa ikatlo.» At pagkatapos na maisip niyang maigi ay kanyang pinasiyahan.

Si Bu Sem Ghir ay madalas nagagalit sa harì, sapag-

ka't sa twitwi na'y inihibi-
walay sa kanya ang kanyang
asawa na ipinagsasama sa
pangĩngĩbon, na ano pa't
patáng patâ na kung mápa-
uwî. Ang ugaling ito ay
siyang nakaamukî kay Sina-
bad, na subukin kung sapat
makapag-ingat ng̃ isang li-
him ang asawa niya.

Siya'y napasa loobang ki-
naroroonan ng̃ mg̃a ibon ng̃
harì, kinuha niya yaong ta-
ng̃ing pinakamámahal, na dî
niya pinaalaman sa kanino
man, at itinagò niya sa isang
kulung̃ang nasa ~~ká~~duludulu-
han ng̃ kanyang halamanan
sa labas ng̃ bayan. Ang ná-
sabing ibon ay pinaalagaan
niya sa isang pipi na kati-
walà roon, at tuloy ipinag-
bilin niyang hwag palalaba-
sin sa ano pa mang dahilan,
liban na, sa kanyang utusan

na may ipakikitang singsing niya. Kanyang dinala ang susì ng̃ pintuan, sinarhan, sakâ ibinigay sa isang katoto niya na kanyang kinakitaang parati ng̃ pagtatapat, at tuloy ipinagbilin niya itong sumusunod:

— «Kung makita mo akong mápasa pang̃anib, na dî malalao't mangyayari, ay makiparoon ka sa halamanan, na náito ang susì; ipakita mo lamang ang singsing na ito sa pipi, na siyang katiwalà roon, at ipakidala mo sa akin ang ipinagkatiwalà ko sa kanya, na siyang makapagliligtas sa akin.

Pagkatapos ay umuwî, at sapagka't marami siyang *halkon* na tinuturuan, ay kumuha siya ng̃ isang totoong kaparis noong sa harì; binalì niya ang leeg at sakâ

niya dinalá sa kanyang asawa.

—«Mutyang Bu Sem Ghir,» ang batì niyang kasabay ang yakap, —náito ang tandâ ng̃ aking pagsinta. Iyong idinadaing na madalas ang harì, at inalis ko ang dahilan na siya mong isinásamâ ng̃ loob. Ang *halkong* ito ang siyang dahilan, sapagka't sa katwâan ng̃ harì rito 'ay parati akong ipinagsasama na dî na inaalala ang ganáng iyo. Kapápatay ko pa lamang; ng̃uni't pakáing̃atan mong hwag máhayag ang lihim na ito, sapagka't buhay ko ang magi ging bayad. Kung matahô ng̃ harì ang kapusung̃ang ito ay hindî ipagpapaumanhin, at walang salang ako'y ipapapatay.»

Pagdaka'y nágitla si Bu

Sem Ghir sa bagay na ginawâ niya; ñguni't tinagnan siyang mahigpit sa kamáy, at nagsabing:

—«Sinta kong liwanag niring buhay, kung walang ibang nakakaalam kungdî kita lamang dalawa, ay hwag kang mag alala, at sa kakilakilabot na kamatayan ay dî ko maaaring ihayag ang sala mong iyan.»

—«Salamat ñgâ,» —aniya, «itagò mong maigi ang *halkon* at sasama ako sa harì.

Gayon ang sabi niya kay Bu Sem Ghir, at sakâ niya pinarunan ang harì Nálaman na ñg harì na ang kanyang *halkon* ay nawalâ at totoong nag-init ang ulo.

—«Pañginoon,»—angsabi niya,—walâ pu manding ibang paraan upáng mátuklasan ñg iyo pong kamaha-

lan ang nawawalang ibon, kungdî ang itanyag mu pô sa Adel ang ganyang kalagimlagim na pagkawalâ niyan, at iyo pong ipangakò na ang makakuha ay pagpapalain mu pô ng karapatdapat.»

Sinangayunan siya ng harì at ipinagpatawag sa lahat ng lansangan, na, sino mang makapagpahiwatig ng nangyari sa kanyang *halkon*, sa patáy ó buháy man, ay pagpapalain, na, kung lalaki ay pagkakalooban ng kalahatì ng yaman noong nagnakaw, bukod pa sa gagawing isa sa mga dakilang máginoo ng kaharian; at kung babae naman, ay ipakakasal sa bisir Giamy, na siyang kágandagandahang lalaki sa Adel, at kagaya rin niyang nililingap ng harì.

Ang patawag na ito ay agad napag-alaman nḡ boong kaharian. Ipinalagay niyang walang nangyayari, dahil sa pananalig niya sa tapat na pagsinta ni Bu Sem Ghir, na labing limang taóng kinakitaan niya nḡ tapat na pag-ibig; datapwa't dî inabot nḡ paglubog nḡ araw at hinuli siya sa utos nḡ harì, at agad siyang kinulong sa isang madilim na bilangguan, na doon siya nagdaan nḡ gabí.

Bahagyâ pa lamang naguumaga ay iniharap na siya sa harì, na inabutan niyang namúmulá sa galit.

—«Tampalasang bisir,» —ang sigaw nḡ harì sa kanya, —«¿nápakadaling nalimutan mo ang mḡa kagandahang-loob na ipinakita ko sa iyo? — ¿Ano't dî mo na tinanaw

ang mğa pagkaparangal ko sa iyo, at nangahas kang galitin mo ako sa pamamagitan ng isang bagay na kasakitsakit sa aking loob?»

— «Panğinoon,» — ang sagot ni Sinabad, — «isa akong abâ na itinanghal mu pô sa luklukan ng karangalan, na sukat pô sa isang salitâ ay mangyayaring gawin mu pô sa akin ang ano mang iyo pong ibigin; nğuni't pahintulutan mu pong ipagbadya ko, na ako'y walang kamalaymalay ng dahil niyang ikinagagalit mu pô, at ang mğa tao namang sa iyo po'y nangagsumbong ay lalò pa manding walâ pong sala.»

«Taksil, palamara, — ang paklí sa kanya ng harì, — dî mo ba pinatay ang aking halkon?

—«Ako pô? ang tugon niya, na nagwalang malay,— «¿Walâ na pû kayâ akong loob na kukunin ko pa pô sa aking pan̄ginoon ang kanyang ligayà na ikinapagbibigay lugod ko sa kanya?

—«Ah balakyot,—ang pakling mulî ng̃ harì, na galít na galít, sakâ inilitaw ang patáy na *halkon*,—«pinagsasapì mo ng̃â sa sala ang kahihiyan at kawalang hiyaan: eto, kilanlin mo ang iyong ginawâ.»

Nawalan ng̃â siya ng̃ loob pagkakita niya.

—«Pan̄ginoon,» —angsabi niya,—«magdarayà pô ang panin̄gín; ng̃uni't kung bagaman po't dî ko sukat panagutan ang pagkamatay ng̃ iyo pong *halkon*, ay mangyaring sabihin mu pô

lamang sa akin ang pangalan ng̃ nagsumbong.»

—«Oo't sasabihin ko sa iyo,—ang nagsumbong ay si Bu Sem Ghir, na asawa mo, ¿may máidadahilan ka pa kayâ sa isang saksing gaya nito? »

Disin makápupong minagaling niya ang isang marîing suntok kay sa isang balakyot na balitang gaya nito, at sa pagkaalala niya ng̃ mg̃a pahimakás na salitâ ng̃ kanyang amá ay namanglaw siya ng̃ dî kawasà.

—«Mataas na lang̃it,» — ang náisigaw ng̃â niya,— «¡ipinagbilí ako ni Bu Sem Ghir! ¡May bagay pa kayâng kapang̃itpang̃it at kapootpoot na gaya nito! Pa ng̃inoon,» —ang patuloy niya,—«máibabagsak ku pô sa kanya ang boong bigat

niyan; nğuni't walâ man pû akong sala ay hindî ako tututol; iginagalang ku pô ang inyong dugô; patayin ako kung nalimutan na nğ iyo pong kamahalan ang mğa ipinangakò mu pô noong panahong may lingap ka pô sa akin.»

—«Hindî, hindî,» — anáng harì,—«nilingap kitang maigi, nğuni't ang sala mong iyan ay hindî marapat ipatawad, hwag ka ngâng maghintay nğ kahabagan, at subalì ay ihandâ mu na ang iyong ulo.»

Ano pa't hindî nabagbag ni Sinabad ang kalooban nğ haring ito. Siya'y tinalikdan at iniwan sa kamáy nğ mğa bantay, upáng ibigay sa berdugo.

Palibhasa't sa loob nğ labing limáng taón na ipi-

nagbisir ni Sinabad sa Adel ay hindî gumawâ ng̃ masamâ sa kanino man ay paraparang dinamdam ng̃ madlâ ang pagkahatol sa kanya ng̃ gavon sa isang bagay na walang gasinong kabuluhan.

Ayaw ng̃â siyang patawarin ng̃ hari, sapagka't totoong nagpakatigas ng̃ loob; at ang mg̃a nagbabantay sa kanya na nang̃ápapaiyak sa nálalapit niyang kamatayan ay nang̃agmungkahing siya'y patakasin.

—«Hwag,» ang sabi niya sa kanila,—«pinasasalamatan ko kayo ng̃ marami sa inyong kagandahang loob, ng̃uni't kayo'y pagdadalhang galit ng̃ hari. Ako'y walang sala at may máimamatwid ako kung sumapit na ang panahon.»

Ipinag-utos ngâ ng harì na kitlan siya ng buhay; datapwa't ang mga berdugo ay naglayasan sa Adel sa kaayawang kumitil ng tangan niyang hininga: ano pa't napilitan ang harì na magtanyag sa boong kaharian, na ang sino mang magberdugo sa kanya ay pagkakalooban ng kalahatì ng yaman niya, na hindî pa nagagalaw.

Kahi ma't nápakainam ng kaloob na ito, ay walang humarap na kumitil ng tangan niyang buhay; nguni't si Roumy na kinupkop niyang parang anák, ay lumapit kay Bu Sem Ghir, at nagsabing:

«Kahì man po't dî ko tahô kung tunay na may sala ó walâ si Sinabad, ay hindî kailâ sa akin na si

ya'y hinatulang patayin, at dinaramdam ko pô ang paghihirap niya; dahil sa walang mag-ibig kumitil ng̃ buhay niya. Sa dî masa yod niyang yaman ay iyo pô ang kalahatì, sapagka't ikaw pô ang nagsumbong ng̃ sala. Ako ng̃â lamang pô ang kawawà, at yamang ipinagkakaloob pô ng̃ harì ang nálalabing kalahatì sa kanino mang kumitil ng̃ buhay ni Sinabad, ay ibig ku pông maglingkod sa harì sa bagay na ito, at sa akalà ko ay dî pû mandin mámasamain niya ni ng̃ harì. Kikitilin ko ng̃â pô ang isang buhay na dî kailâ sa aking kinayayamutan ninyo, at ng̃ tuloy mápasa akin ang isang kayamanang dî marapat málipat sa iba.»

Si Bu Sem Ghir, na nag-

taglay ng̃ pagsintang dî malirip sa bisir Giamy, dahil marahil sa pagkasabi sa kanyang madalas ni Sinabad, na ang bisir na iyan ang kágandagandahan at kákisigkisigan sa Adel, at sapagka't dî maaaring siya'y pakasal habang buháy itong kanyang asawa, ay siyang dahil kung kaya't ipinagkanulô niya ng̃ papagayon. Sinang ayunan ng̃â ni Bu Sem Ghir ang isipang balakyot ni Roumy, na sinamahan pa ng̃ pagharap sa harì, at sa galit naman ng̃ harì kay Sinabad ay siya na rin ang nagdalá kay Roumy sa bilangguan nito, upáng siya ng̃â ring maghiwatig ng̃ pinaka berdugo sa kanya.

Natigilan si Sinabad sa harap ni Roumy, at inisip

niyang ipamukhâ sa kanya, na siya'y hindî marunong kumilala ng̃ utang na loob, samantalang ang kanyang anák-anakang ito ay magilas na tinalian ang kanyang mg̃a kamáy at tuloy nagpahalatâ na siya'y dapat niyang sundin, sapagka't siya ang kikitil ng̃ kanyang buhay.

Ang harì ay kaharap sa gayong kalagimlagim na kalagayan ni Sinabad, na dî man lamang nabagbag ang loob sa mg̃a luhà nito: at sapagka't nakita niyang totoong nagmatigas na ang násabing harì ay nápasigaw siyang: ¡Oh Sasan, Sasan!— nápaniwalaan sana kita!

Bagaman ang mg̃a sali tang ito na walang ano mang kabuluhan sa ganáng harì, at akalà niya'y mg̃a salitâ lamang násambit da-

hil sa takot sa kamatayan ay dî siya nákapigil na dî niya siyasatin, at itinanong ngâ niyang:

—«Anong ibig mong sabihin dito sa mga salitang, Oh Sasan, Sasan?—Ipaaninaw mo ngâ sa akin ang kababalaghang iyan.»

—«Panginoon,» — ang tugon niya, — «ito pô ang mga salitang humihiyâ sa akin sa pagkasuway ko ng tatlong bagay na tagubilin ng amá kong nagngangalang Sasan, at dapat ko pong pagbatahan ngayon ng walang daing sana. Lumapit pô ako sa iyong kamahalan ng dî ka pa pô kilala kong lubhâ; ipinahayag ko ang aking lihim sa aking asawa; at nag-andukhâ ako sa bahay ng isang ulupong na kikitil niring buhay.»

—«Sa pagkukulang nğ iyo pong pangakò, ay hinatulan mu pô akong patayin nğ dahil sa isang halkong walâ akong kinalaman; si Bu Sem Ghir na nakalimot nğ mataós kong pag ibig sa kanya nitong labing limang taóng ipinagsama namin ay ipinagkanulô akó sa pamamagitan nğ balakyot na laláng; at si Roumy, ito pong batang kinupkop kong parang anák ay siyang nagbeberdugo sa akin nğayon nğ dahil lamang sa kasakiman. ¡Oh Sasan, Sasan! dî kita sana nilimot.»

Ang harì at sampû nğ madlang kaharap ay paraparang natigilan sa pagkasabi niya nito; nğuni't paglingon niya kay Roumy ay pinagsabihan niyang:

«Hala, palamarang Rou-

my, hala, hwag mo nang papagbatahin ng̃ malwat itong abâng si Sinabad na walâng sala, na dilì iba't siyang magiging kagulomihanan mo sa madlang sangdalî ng̃ iyong buhay.»

Si Roumy, na dî man lamang nabagbag ang kalooban ay humawak na ng̃ tabak upáng pugutan siya ng̃ ulo; ng̃uni't ng̃ itaas na ang tabak, ay siyang pagpasok sa bilangguan ng̃ kanyang katoto, noong katotong pinagkatiwalaan niya ng̃ susì ng̃ halamanan, at hawak sa kamáy ang halkon ng̃ harì.

—«Pang̃inoon,» -ang sabi nito na sinalag ang bisig ni Roumy, na dádalawang dalì na lamang ang agwat sa leeg ni Sinabad,— «tignan mu po't kabulaanan

ang sakdal laban sa taong ito, at iyo pong kilalanin itong buháy mu pông halkon sa pinakatandâ na ikaw rin pô ang may lagáy sa hità.»

Ang harì ay nápahangà at nagulomihanan ng̃ dî kawasà, tumung̃ó at ginunitâ ang pangyayaring ito.

—«Sa ganáng akin,»—ang patuloy ni Sinabad,—kahi ma't dumating sa oras ang aking katoto, ay minamabigat ko pa rin ang ng̃alang pamumuhay; ikinalulugamì ko ang ng̃alang kataksilan ng̃ aking asawa,at ng̃ kabalakyutan ng̃ kinupkop kong parang anák.»

Siya ng̃a'y nagpatirapâ sa paanan ng̃ harì, at nagsabing:

«Pang̃inoon, eto pô ang iyong andukhâ, na lagì mo

pong pinangakuan ng walang hanggang lingap, at ngayo'y kikitlan ng buhay na walang sala.»

Malubag na itinindig siya ng harì, at sakâ ipinasaysay sa kanya ang boong kababalaghan, na ipinagbadya naman niya sa maikling pananalitâ.

At ng malitis na maigi ng harì, ay napagkilala niya sa sarili ang kanyang ipinagkulang sampû ng kabuktutan ni Bu Sem Ghir: kaya't noon din ay ipinatawag niya si Bu Sem Ghir, at ng matalian na ang dalawa ni Roumy pagkatapos na mapagpatong ng talikuran ay iniutos ng harì sa kanya, na kapwà niya kitilan ng ulo noon ding tabak na inihandâ sa abâ niyang buhay.

Tinangihan niyang madungisan ang kanyang kamáy sa dugong pinakaibig niya: kapwà niya ipinagmakaawà at hindî niya nagawì; nguni't isa sa mg̃a bantay ng̃ harì ay nagpalipad ng̃ kanilang mg̃a ulo sa utos ng̃ kanyang kamahalan.

Ang harì na nagalak sa gayong pangyayari, na dî niya napigil tang̃isan, ay niyakap siyang mainam, at ipinagsama siya sa palasyo.

—«Pang̃inoon,»—ang inulit niyang sabi,—«sa iyo po'y inuulit kong mulî, na ang manghawak sa ling̃ap ng̃ mg̃a pang̃ulo ay namamatay sa tabak, at sukat ng̃â pô sa pagkamatay ng̃ isang hamak na hayop, na ibinintang mu pô sa akin ay nalimutan mu pô sa isang

sangdalî ang isang pagkikilalang labing limang taón.»

—«Bayaan na natin iyan, bisir,»—ang sabi sa kanya ng̃ harì,—«nápapahiyâ ako sa aking pagkukulang; ng̃uni't ibig kong magbang̃ong puri, na itaas kita sa nápakataas na kalagayan, na dî mo pang̃ang̃ambahan kaylan pa man.»

—«Hwag na pô,—ang tugon niyang magalang,—«bayaan mu pong magbalik ako sa Swes, at doon ako mamuhay ng̃ tahimik. Ito pô ang tang̃ing biyayang hinihiling nitong abâng si Sinabad.»

Ang harì ay lubhang tumanggi sa pasiya niyang ito; ng̃uni't siya'y dî nagbagong loob, at kahi ma't anong himok ay dî siya napigil. Sumakay ngâ siya sa isang

sasakyang kaloob sa kanya ng̃ harì, na tuloy inilulan niya ang kanyang madlang tinatangkilik, ang kanyang mg̃a kasangkapan at sakâ marami pang mahahalagang bató na ipinabiyayà rin sa kanya ng̃ harì bago siya umalis.

Ang paghihiwalay nilang ito ay lubhang mapanglaw; ng̃uni't pinasiyahan niyang yumaon, at ng̃ halos do-doong na lamang siya, ay siyang pag-unós ng̃ kakila-kilabot, at sa tatlong araw at gabing walang humpay ay lumubog ang kanyang sasakyan. Lahat ng̃ taong lulan ay namatay, at siya lamang ang nakaligtas, pa-libhasa't nakapanimbulan siya sa isang putol na ka-hoy; ano pa't siya'y naka-panabí; ng̃uni't ang kanyang

madlang yaman ay nawalâ, at nátira siya sa isang kalagayang kaabâabâ.

Sapagka't walâ siyang malay suutan, ay inisip niya ang madlang iniwan ng̃ kanyang amá, at náalala niyang may arì pa siyang isang maliit na halamanan at isang maliit na kabahayan sa labas ng̃ Swes.

Inalám niya kung may nakialam noon ng̃ siya'y walâ roon. May labing anim na taóng nilisan niya, at inabutan niyang gaya rin ng̃ dati; lamang may ká kaontî nang sirà.

Binuksan niya ang mg̃a pintuan sa pamamagitan ng̃ isang lihim na madalas itinurò sa kanya ng̃ amá niya, dahil sa sila lamang dalawa ang nakakaalam noon. Ang damó ay kasingtataas na ng̃

mg̃a pader, ang loob ng̃ bahay ay gulong guló, at sapagka't gabí na at siya'y totoong pagód ay natulog siya sa bunton ng̃ alikabok, at dî na siya nágising kungdî ng̃ magbukang liwayway.

Walâ siyang nalalamang ano mang hanap-buhay: kaya't pinasiyahan niyang hwag pakilala at manghing̃î ng̃ limós sa baháy baháy: kanyang nilisan ang halamanan at naglakad siya; ng̃uni't walâ siyang napagpalimusan sa Swes; walang lumingap sa kanyang sino man: ano pa't ng̃ kinahapunan ay umuwî siyang dayukdok sa gutom at patâ sa kinalalakad ng̃ boong araw. Naupô siya sa isang likmuang kakatwâ na ang anyô, sakâ niya pinagbalikang inisip ang tagobilin ng̃

amá niya noong pumanaw, na dî man lamang niya inalumana, ay siya niyang pagkasulyap ng̃ isang kabáng halos bulok na, at nasususiang maigi. Pinagpilitan niyang sinirà, at ang nasa loob niya'y bakâ sakaling may salapî sa loob na naiwan ang kanyang amá; ng̃uni't nagulomihanan siya ng̃ makita niyang walang lamán, kungdî isang lubid na iisahíng dalì ang lakí at isang sulat na kinalalagdaan ng̃ ganito:

«Di mo ginanap, Sinabad. ang aking bilin, gayon mang isinumpâ mo sa pang̃alan ng̃ Koran. Ang iyong kaalibughaan at paglabag ay siyang sanghî ng̃ ipinagkaganyan mo; ng̃uni't kung may loob kang sundin mo itong hulí kong

payo, ay mátutuklasan mo ang hanggá ng̃ iyong karalitaan sa kabáng ito»

— «Opò,» ang sabi niyang padabog, — opò, amá ko, ikaw po'y susundin ko ng̃ayon, yamang walâ na rin lamang akong ibang paraan, kungdî ang magpatiwakal sa lubid na ito.»

Noon ng̃a'y tumalaga na siyang lubós na pumanaw sa lupang ito; sumampa siya sa likmuan, at itinalì niya ang lubid sa kanyang leeg, sakâ niya sinipà ang likmuan na nagpakabigti.

Akalà niya'y inabot na niya ang kamatayan sa ganitong paraan; ng̃uni't paglalambitin niya'y siyang pagbagsak ng̃ sabitan na kasabay ng̃ paghuhô ng̃ nápakakapal na gintong halos tumakip sa kanya. Sa

ganitong kapalárang mulî niyang nátagpuan ay dî man lamang niya inindá ang kanyang pagkabagsak. Dalidalì siyang nagtindig, inakyat niya ang hinuhûan at gayon na lamang ang kanyang pagkamanghâ ng̃ makita niya ang dî mabi lang na kayamanang gintô, pilak at mahahalagang bato. Mamatay-matáy ng̃â siya sa galak doon sa pagkasumpong niya noong pumawì ng̃ kanyang madlang karalitaan Dumampot muna siya ng̃ isang putol na gintô, at pagkatapos na máisara niyang maigi ang pintuan ng̃ halamanan ay bumilí siya ng̃ isang mabuting máhahapunan. Ng̃ kinabusan ay naglimós siya ng̃ isang libong putol na gintô sa mg̃a dukhâ, at ng̃

maayos na niyang maigi ang kanyang kalagayan ay pinagbaitan niyang totoo itong hulíng kayamanang nátuklasan niya, na dahil sa mg̃a hirap na pinagdaanan niya ay nag aral siyang magpakadunong at magpakatipid. Siya'y nagasawa sa isang magandang dalaga na nagng̃angalang Roukya na lubhâ niyang nákasintahan at upáng máalala niyang lagì ang mg̃a sakunang sinapit niya sa paglabag niya sa kanyang amá ay ipinamanhik niya kay Roukyang ginigiliw niyang asawa, na, sa twing oras ng̃ kakain ay mangyaring bang tin sa harap niya yaong mg̃a pahimakas na bi in ng̃ kanyang amá, at sa gayo'y namuhay na siyang payapà at tahimik.

*Kasunod nitong lalabas ay*

**"SA ANO NABUBUHAY ANG TAO"**

*(Kwentong Ruso)*